ay naging makatotohanan sa pag-aanyaya sa mga tao sa pagsamba sa Bukod–tangi at Iisang Diyos, na naroon sa kalangitan. Bakit hindi natin isuko ng ganap ang ating mga sarili at maging matapat tayo sa pananampalataya sa Iisang Diyos na ito na katulad ng ginawa ni Hesus (SAKap), at sa gayon ay tanggapin natin sa ating mga sarili na si Hesus (SAKap) ay hindi Diyos kundi isang tao at Propeta lamang?

**PAGPAPASIYA**

Kinikikila nang simbahan ang Bibliya bilang pangunahing bukal ng karunungan tungkol sa Diyos at kay Hesus (SAKap). Subalit hangga't ang Bibliya ay nagbibigay-linaw na si Hesus ay hindi Diyos at ang Diyos ay hindi si Hesus (SAKap), saan kung magkagayon ibinabatay ang gayong paniniwala? Nararapat na maunawaan natin ng malinaw na ang lahat ng mga Propeta mula kay Adan hanggang kay Muhammad (sumakanila ang kapayapaan) ay nagturo ng Kaisahan ng Diyos. Ang kanilang relihiyon kung magkagayon ay Islam na ang ibig sabihin ay ganap na pagsusuko ng buong sarili sa mga ninanais at mga kautusan ng tangi at Iisang Dios (Allah). Pinatunayan nila at nilinaw sa mga tao na ang Diyos ay Iisa lamang at hindi tatlo o isa sa tatlo. Walang maitutulad sa Kanya (Allah) at Siya lamang ang bukod tanging Ganap sa lahat ng mga katangian. Ang sumusunod na mga talata mula sa Banal na Qur'an ay nararapat na suriin: "Sabihin o Ipahayag! Siya ang Allah, ang Iisa, Allah ang Walang Hanggan, Ganap. Siya ay hindi nagkaanak at hindi ipinanganak at walang anuman ang sa Kanya ay maihahambing o maitutulad." (112:1-4)

**SI HESUS SANG-AYON SA BANAL NA QUR'AN**

**1. Hesus (SAKap), ang Mensahero ng Diyos**

"Alalahanin! Ang mga anghel ay nagwika: 'O Maria, katotohanang ang Allah ay nagkaloob sa iyo ng isang magandang balita ng isang Salita mula sa Kanya: ang kanyang magiging pangalan ay Hesukristo, ang anak ni Maria, marangal sa daigdig na ito at sa kabilang buhay, at kasama ng mga malalapit sa Allah: siya ay magsasalita sa mga tao mula sa kanyang duyan hanggang sa kanyang paglaki. At siya ay mabibilang sa mga matutuwid.'" Sinabi niya (Maria) "O Panginoon ko! Paano ako magkakaroon ng anak gayong wala naman ni isang lalaki ang nakagalaw sa akin? Sinabi niya (Anghel Gabriel): "Gayunman, nililikha ng Allah ang bawat naisin Niya: Kapag itinakda Niya na mangyari ang isang balak, sinasabi lamang Niya na "maging" at ito ay mangyayari. At ituturo ng Allah sa kanya ang Aklat (Qur'an at ang karunungan [sunnah]), at Batas at ang Ebanghelyo. At siya ay (itatalaga bilang) isang Mensahero sa mga angkan ng Israel (na may dalang mensahe na) "Naparito ako sa inyo na mayroong Tanda mula sa inyong Panginoon, na sanhi nito na gagawa ako ukol sa inyo mula sa luwad ng anyo ng isang ibon at ito ay hihingahan ko, at ito ay magiging isang tunay na ibon sa kapahintulutan ng Allah; At pagagalingin ko ang mga isinilang bulag at ang mga ketongin, at bubuhayin ko ang patay sa kapahintulutan ng Allah; At ipahahayag ko sa inyo ang inyong kinakain at ang inyong iniingatan sa inyong mga tahanan. Katotohanan, naroon ang isang tanda mula sa inyong Panginoon kung tunay na kayo ay sumasampalataya; "Naparito ako sa inyo upang patotohanan ang Batas na nauna sa akin at upang ipahintulot ang Bahagi ng Batas na ipinagbawal sa inyo noong una; Naparito ako na mayroong Tanda mula sa inyong Panginoon. Kung kaya matakot sa Allah at magsitalima kayo sa akin. Ang Allah ay ang aking Panginoon at ang inyong Panginoon; kung kaya sambahin ninyo Siya. Ito ang landas na matuwid." (3:42-51)

**2. Siya ay Hindi Humigit sa Pagiging Isang Mensahero**

"Ang kristo, na anak ni Maria ay hindi humigit sa pagiging isang Mensahero. Maraming mensahero ang dumating na nauna sa kanya. Ang kanyang Ina ay isang babaeng makatotohanan. Kapuwa sila kumakain ng kanilang pang-araw-araw na pagkain." (5:75)

**3. Siya Ay Kahalintulad Ni Adan**

"Ang kahalintulad ni Hesus doon sa Allah ay si Adan; Nilikha Niya siya mula sa alabok, at pagkatapos ay sinabi sa kanya na "maging" at ito ay naging gayon." (3:59-60)

**4. Siya ay hindi anak ng Diyos**

"At ang mga Hudyo ay nagsasabing; 'Si Uzair (Ezra) ay anak ng Allah, at ang mga Kristiyano naman ay nagsasabing ang Kristo (Hesus) ay anak ng Allah. Iyon ay isang pananalitang nagmula sa kanilang mga bibig. Tinularan lamang nila ang sinasabi ng mga hindi mananampalataya noong una. Ang sumpa ng Allah ay mapapasa-kanila, sila ay lubhang nangaligaw palayo sa katotohanan. (9:30)

"At kanilang sinasabi: "Ang Pinakamaawain ay nagsilang ng isang anak (lipi o mga angkan) [katulad ng sinasabi ng mga Hudyo tungkol kay Uzair] na siya ay anak ng Allah, at ang mga Kristiyano naman ay nagsasabi na Siya ay nagsilang ng anak [Hesus (Mesiyas) (SAKap)] at ang mga

pagano naman ay nagsasabi na Siya ay nagsilang ng mga anak na babae (mga Anghel, atbp.)" Katotohanang isang napakasamang bagay ang inyong tinuturan. At sanhi nito, ang mga kalangitan ay halos mapunit at ang kalupaan ay halos magkadurog-durog, at ang mga bundok ay halos magsiguho, dahil sa pagtatakda nila ng isang anak (o lipi o mga bata) sa Pinakamaawain (Allah). Subalit hindi karapat–dapat sa (Kaluwalhatian ng) Pinakamaawain (Allah) na Siya ay magkaroon ng anak. Walang anumang nasa mga kalangitan at kalupaan na magsisiparoon sa Allah kundi bilang isang alipin." (19:88-93)

"Sabihin! Siya ang Allah, (ang) Iisa, Allah, ang may sapat na pinagkukunan (walang pangangailangan). Siya ay hindi nagka-anak at hindi ipinanganak, at walang anuman ang sa Kanya ay maihahambing o maitutulad." (112:1-4)

**5. Siya ay Hindi Diyos**

"At alalahanin! Sinabi ng Allah: "O Hesus na anak ni Maria! Sinabi mo ba sa mga tao, 'Sambahin ako at ang aking Ina bilang mga Diyos bukod pa sa Allah?'" Sinabi niya (Hesus): "Luwalhati sa Iyo! hinding–hindi ko masasabi kailanman ang anumang bagay na wala akong karapatan (na sabihin). Kung may sinasabi man ako na gayong bagay, tiyak na ito ay iyong mababatid. Talso Mo ang anuman na nasa aking kalooban subalit ang sa Iyo ay hindi ko nalalaman. Sapagkat Ikaw lamang ang may lubos na kaalaman sa lahat ng mga nalilihim. Wala akong sinabi sa kanila maliban sa kung ano ang iniutos Mo sa akin na sabihin, at ito ay "Sambahin ang Allah, ang aking Panginoon at inyong Panginoon." At ako ang saksi sa kanila noong ako ay kasa-kasama pa nila: noong iakyat Mo ako, Ikaw na ang naging saksi sa kanila, at Ikaw lamang ang nakakasaksi sa lahat ng mga bagay. Kung parurusahan Mo sila, sila ay mga alipin Mo, at kung sila ay Iyong patatawarin, Ikaw lamang ang dakila sa Kapangyarihan, ang Pinakamatalino." (5:116-118)

**6. Siya ay Hindi Naipako sa Krus**

"Na kanilang (mga Hudyo) sinabi (ng may pagmamayabang) 'Napatay namin ang Kristo (Mesiyas, Hesus) ang anak ni Maria, ang Mensahero ng Allah' Subalit hindi nila siya napatay, ni naipako sa krus subalit gayon lamang ang ipinakita sa kanila (ng Allah). At sila na mayroong ibat–ibang pagkaunawa tungkol sa mga pangyayari ay lubos ng pag-aalinlangan, at mga haka-haka lamang na kanilang sinusunod, sapagkat katotohanang hindi nila siya napatay. Ang katotohanan ay iniakyat siya ng Allah doon sa kanya: At ang Allah ang Dakila sa Kapangyarihan, lubos ang Karunungan." (4:157)

**- oOo -**

Ang lahat ng mga Talata ng Banal na Qur'an na ginamit sa babasahing ito ay kinuha mula sa "Ang kahulugan ng Banal na Qur'an" sa wikang English, isinalin ni Abdullah Yusuf Ali, inilathala ng Amana Corporation, sa Brentood, Maryland, USA, 1993.

Kung nais ninyong magkaroon ng karagdagang kaalaman tungkol kay Maria at Hesus (SAKap) mula sa Banal na Qur'an, huwag mag-atubiling tumawag sa aming tanggapan.


Islam Presentation Bookshop
دار التعريف بالإسلام
للمساهمة معنا في مشروع طباعة الكتب
www.ipc-kw.com
301 : داخلي 22444117– 22427383
شارع فهد السالم مسجد الملا صالح ص.ب : 1613 الصفاة :13017الكويت - البريد الإلكتروني : ipb@ipc-kw.com


فلبيني



حقيقة عيسى عليه السلام

# ANG KATOTOHANAN TUNGKOL KAY HESUS (SAKAP)


المركز الكويتي الفلبيني الثقافي
Kuwait Philippine Cultural Center
UPANG TAYO'Y MAGKILALANAN... لنتعارف

Ang pananaw tungkol kay Hesus (SAKap) na naaayon sa Islam ay namamagitan sa dalawang pasukdol na pagkilala sa kanya. Ang mga Hudyo na tumangging kilalanin si Hesus (SAKap) bilang isang Propeta ng Diyos ay nagtag-uri sa kanya bilang isang Huwad. Ang mga Kristiyano naman sa kabilang panig ay kinilala siya bilang anak ng Diyos at sinasamba nila siya sa gayong kalagayan. Kinikilala ng Islam si Hesus (SAKap) bilang isa sa mga dakilang Propeta ng Diyos at iginagalang siya katulad ng paggalang kay Abraham, Moses, Muhammad at ng iba pang mga Propeta (Sumakanila ang Kapayapaan).

Ito ay ang pagkakaugnay sa wastong pananaw ng Islam na mauukol sa pagiging Iisa lamang ng Diyos (Oneness of God), ang pagiging iisa lamang ng Banal na patnubay, at bilang pagpapatuloy ng gampanin sa mga misyon ng mga Mensahero ng Diyos. Ngayon naman ay isa-isa nating suriin ang mga bagay na may kinalaman tungkol kay Hesus (SAKap) upang makuha natin ang isang malinaw na anyo tungkol sa kanya.

## 1. Ang Diyos ay Nakababatid sa Lahat, Subalit si Hesus (SAKap) ay Hindi

Kung ang tatalakayin ay ang tungkol sa Araw ng Paghuhukom, si Hesus (SAKap) ay nagbigay ng malinaw na katibayan ng pagkakaroon ng hangganan ng kanyang karunungan, ito ay noong sabihin niya na: "Subalit tungkol sa Araw (day) at sa oras ay walang sinumang tao ang nakatatalos, wala, ni ang mga anghel na nasa kalangitan, ni ang anak, kundi ang Ama lamang." (Markos 13:32, Mateo 24: 36).

Subalit batid ng Diyos ang lahat. Ang karunungan Niya ay walang hanggan. Na si Hesus (SAKap) sa kanyang sariling pagtanggap, na hindi nakababatid kung kailan darating ang araw ng paghuhukom, ay isang malinaw na katunayan sa lahat, na siya kung magkagayon ay hindi Diyos.

## 2. Ang Diyos ay Makapangyarihan sa Lahat, Subalit si Hesus (SAKap) ay Hindi

Noong si Hesus (SAKap) ay makagawa ng mga himala, tinanggap niya sa kanyang sarili na ang kapangyarihang taglay niya ay hindi mula sa kanyang sarili kundi mula sa Diyos, ito ay noong sabihin niya na: "Katotohanang sinasabi ko sa inyo, ang anak ay hindi makagawa ng anumang bagay mula sa kanyang sarili, kundi kung ano lamang ang nakikita niya sa Ama." (Juan 5:19) At muli ay sinabi niya na: "Ako sa aking sarili ay walang anumang magagawa: Humahatol ako sang-ayon sa aking naririnig at ang hatol ko ay makatarungan: Sapagkat hindi ko ninanasa ang sarili kong pagnanais kundi ang pagnanais ng Ama na Siyang nagsugo sa akin." (Juan 5:30)

## 3. Ang Tunay na Diyos ay Walang Kinikilalang Diyos, Subalit si Hesus (SAKap) ay Nagkaroon ng Diyos

Ang Diyos ang Siyang tunay na Hukom at Kanlungan ng lahat, at Siya ay hindi tumatawag ni nananalangin kailanman. Subalit Hesus (SAKap) ay umaamin na mayroong Iisa lamang na sinasamba at Siya rin na kanyang pinagdarasalan noong siya ay nagwika na: "Aakyat ako sa aking Ama at sa inyong Ama, sa aking Diyos at inyong Diyos." (Juan 20:17) Isinigaw rin niya noong habang siya ay nakabayubay sa Krus na: "Diyos ko, Diyos ko, bakit mo ako pinabayaan?" (Mateo 27:46)

Kung si Hesus (SAKap) ay Diyos, hindi kaya ang sumusunod na pananalita ang nararapat niyang isigaw: "Sarili ko, Sarili ko, bakit mo ako pinabayaan?"

Mawawalan ng kabuluhan ang kanyang pananalita kung gayon ang kanyang sasabihin o isisigaw ng mga sandaling iyon. Noong nasa halamanan ng Getsemani, siya ay nanalangin: "O Ama ko, kung maari ay ilayo Mo sa akin ang saro ng paghihirap na ito: Gayunman, hindi ang kalooban ko kundi ang kalooban Mo ang siyang mangyari." (Mateo 26:39)

Si Hesus (SAKap) ba sa puntong ito ay nanalangin sa kanyang sarili? Na si Hesus (SAKap) sa kanyang sariling pagtanggap at sariling mga gawa ay kumilala, sumamba, at nagdasal sa Iisa lamang na Diyos ay malinaw na pagpapatunay na siya ay hindi Diyos.

Walang sinuman ang nakahihigit sa Diyos at walang sinuman ang makapagtuturo sa Kanya. Subalit si Hesus (SAKap) ay kumilala sa Iisang nakahihigit sa kanya na ang…



## 4. Pagnanais ay Nagmumula Tanging sa Kanyang Sarili

Maari din na ang pinakamalinaw na palatandaan na mayroon tayo, na ang Diyos at si Hesus ay mayroong magkaibang katangian at kung kaya sila ay hindi iisa at hindi magkatulad ay ang pananalita na muling nanggaling sa bibig ni Hesus (SAKap) noong sabihin niya sa Juan 14:28; "Ang aking Ama ay nakahihigit sa akin," at noong may tumawag sa kanya bilang isang mabuting guro sa Lukas 18:19, na ang kanyang isinagot ay "Bakit mo ako tinawag na mabuti? Walang mabuti kundi Isa lamang, at iyon ay ang Diyos." Karagdagan pa na si Hesus (Sakap) ay nagpakita ng malinaw na pagkakaiba sa pagitan niya at ng Diyos noong sabihin niya na; "Kung tunay na ang Diyos ay inyong Ama, iibigin ninyo ako, sapagkat ako ay nagmula sa Diyos. Hindi ako naparito sa ganang sarili ko lamang kundi isinugo Niya ako." (Juan 8:42)

Si Hesus (SAKap) ay nagpakita ng malinaw na katibayan ng pagiging mababa niya sa paningin ng Diyos kaysa sa pagiging magkatulad nila noong sabihin niya sa Lukas 22:42 na "Hindi sa sarili kong kagustuhan kundi sa Iyo." At sa Juan 5:30 naman ay "Hindi sa sarili kong kalooban ang aking sinusunod kundi ang kalooban ng nagsugo sa akin." Na tinatanggap ni Hesus (SAKap) na hindi siya naparito sa daigdig sang-ayon sa sarili niyang pagkukusa kundi siya ay inutusan na gawin ang gayon, na kinikilala niya ang isang nakahihigit sa kanya at pinasinungalingan niya ang kanyang sariling kagustuhan alang-alang sa pagpapatunay ng pagnanais ng iba (ang sa Diyos) kaysa kanya, at ito ay nagbibigay ng malinaw na katibayan na si Hesus kailanman ay hindi ang Pinakadakila, hindi ang Kataas-taasan at kung kaya siya ay hindi diyos.

Sang-ayon sa Biblia, ang Diyos ay Ispirito na hindi nakikita…



## 5. Subalit si Hesus (SAKap) ay may Dugo at Laman

Ang Kristiyanismo ay naniniwala na ang tao ay nilikha ng Diyos sa Kanyang wangis o anyo. Puti, itim, o anuman, babae o lalaki? Ito ay sang-ayon sa Genesis 1:26; "At ang Diyos ay nagsabi, 'Likhain natin ang tao sa ating wangis, gawin natin siyang kalarawan natin." Subalit ang talatang ito ay sumasalungat sa sinasabi sa Isaiah 40:18 at 25 na ang sinasabi ay, "Saan ninyo ihahambing ang Diyos? at sa anong anyo Siya iwawangis?" "Kanino ninyo iwawangis ang Diyos o Ako ay itutulad?' wika ng Diyos na Banal." Tingnan din ang Salmo 89:6 "Sapagkat sino sa kalangitan ang maaaring ihambing sa Panginoon? Sino sa mga anak ng malalakas ang maaring itulad sa Panginoon?" Sa Jeremias 10:6-7 naman ay, "Wala ng ibang gaya Mo, Yahweh; Ikaw ay Makapangyarihan, walang kasindakila ang Iyong pangalan, O Panginoon, walang sinuman ang katulad Mo." At ang panghuli, sa 1 Hari 8:27 naman ay nasasaad na, "Nguni't katotohanan bang tatahan ang Dios sa lupa? Narito, sa langit at sa langit ng mga langit ay hindi ka magkasiya; gaano pa ba sa bahay na ito na aking itinayo!"

Ang tanong; paanong aakma kay Hesus (SAKap) ang pagiging Diyos? at paanong ang Diyos ay isisilang ng isang Mortal na taong katulad din nang iba? Samantalang maliwanag na sinasabi sa nakaraang mga talata na ang langit at lupa ay hindi maaring paglagyan ng Diyos.

Habang si Hesus (SAKap) ay nakikita ng libong bilang ng mga tao at naririnig ang kanyang tinig, siya ay nagwika na ito ay hindi gagawin ng Diyos, noong sinabi niya na "Walang tao ang nakakita sa Diyos kailanman" (Juan 1:18) At sinabi rin niya, "Ni hindi ninyo narinig ang Kanyang tinig ni nakita ang Kanyang Hugis." (Juan5:37)

Sinabi ni Hesus (SAKap) na walang isa mang tao ang nakakita o nakarinig sa Diyos kailanman. Paano kung gayon aakma na si Hesus ay Diyos gayong siya ay nakita at narinig ng kanyang mga tagasunod? Ito ay isa lamang pagpapatunay na si Hesus ay hindi Diyos. Si Hesus (SAKap) noong kanyang kapanahunan ay hindi kailanman nag-angkin na maging Makapangyarihang Diyos, na Siyang nararapat na sambahin. Bukod pa sa siya

247 44 00 Ext: 512 www.zukhruf.net